# Ang Pagpapatapon At Ang Pagbabalik

(14th Lesson)

**Mga Layon:**

1. Maunawaan ang nangyari sa bayang Israel matapos silang magkasala dahil sa pangunguna ng kanilang mga hari.
2. Malaman ang resulta ng mga pagkakasalang ito.
3. Matuklasan kung ano ang paraan ng kanilang panunumbalik.

## I. Ang Nahating Kaharian *[10 Lipi Ng Israel at Ang Kaharian Ng Judah]*

### *I Hari 12:16-17, 20-24*

v16Nang makita ng mga taong-bayan na ayaw silang pakinggan ng hari ay sinabi nila, "Umuwi na tayo, O Israel! Ano bang mapapala natin kay David? Ano bang nagawa para sa atin ng anak ni Jesse? Pabayaan na natin ang sambahayan ni David!" Umuwi na nga sa kani-kanilang tahanan ang sampung lipi ng Israel. v17Ang mga naninirahan lamang sa mga lunsod ng Juda ang nanatiling sakop ni Rehoboam...

v20Nang marinig ng pinuno ng Israel na bumalik na si Jeroboam, siya'y ipinatawag nila sa kapulungan ng bayan at ginawang hari ng sampung lipi ng Israel. Ang lipi lamang ni Juda ang nanatili sa angkan ni David.
v21Pagdating ni Rehoboam sa Jerusalem, tinipon niya ang mga lipi ni Juda at ni Benjamin. Nakatipon siya ng 180,000 mga sanay na mandirigma upang digmain ang sampung lipi ni Israel at bawiin ang kanyang kaharian. v22Subalit sinabi ni Yahweh kay Semaias na kanyang lingkod, v23"Sabihin mo kay Rehoboam na anak ni Solomon at hari ng mga lipi ng Juda at Benjamin v24na huwag na nilang digmain ang sampung lipi ng Israel. Hayaan na niyang makauwi ang bawat isa sa kanya-kanyang tahanan sapagkat ang nangyari ay aking kalooban." Sinunod naman nila ang utos ni Yahweh at sila'y umuwi sa kani-kanilang mga tahanan. *(MBB 2nd ed)*

v16Idi mabigbig dagiti tattao a saan nga ipangag ti ari ida, inyikkisda, "Marpuog koma ni David ken ti familiana! Ania kadi ti naipaayda kadatayo? Agawidtayon, tattao ti Israel! Bay-anyo a ni Rehoboam ti makaammo iti bagbagina!" ngarud dagiti Israelita.
v17Dagiti laeng tattao nga agnaed kadagiti siudad iti sakup ti Juda ti inturayan ni Rehoboam...

v20Idi madamag dagiti Israelita a nagsubli ni Jeroboam manipud idiay Egipto, inawisda iti maysa a taripnong dagiti tattao ket pinagbalinda nga ari ti Israel. Ti laeng tribu ti Juda ti nagtalinaed a napudno kadagiti kaputotan ni David.
v21Idi sumangpet ni Rehoboam idiay Jerusalem, inummongna ti 180,000 a napili a mannakigubat kadagiti tribu ti Juda ken Benjamin. Panggepna ti makigubat tapno maisubli ti panangiturayna kadagiti tribu ti amianan ti Israel.
v22Ngem imbaon ti Dios ni profeta Semaias
v23a mapan ken ni Rehoboam ket ipakaammona kenkuana ken kadagiti amin a tattao kadagiti tribu ti Juda ken Benjamin
v24ti sao ni Yahweh: "Diyo rauten dagiti mismo a kakabsatyo nga Israelita. Agawidkayo aminen, ta siak ti akin-aramid iti napasamak." ti bilin ni Yahweh ket nagawidda.
*(TBNDB)*

## II. Ang Pagkubkub At Pagkabihag Sa Israel

***2 Hari 17:5-6, (725-722 B.C.)***

v5Nilusob ni Salmaneser ang Israel, at tatlong taong kinubkob ng mga hukbo ang Samaria. v6Nang ikasiyam na taon ng paghahari ni Oseas, ang Samaria ay sinakop ng hari ng Asiria. Dinala niyang bihag ang mga Israelita sa Asiria at ikinalat sa Hala, ang iba'y sa Ilog Habor, sa Gozan, at sa mga lunsod ng Medes. *(MBB 2nd ed)*

v5Kalpasanna, rinaut ni Salmaneser ti Israel ket linakubna ti Samaria. Iti maikatlo a tawen a pananglakubna iti siudad, v6iti maikasiam a tawen a panagturay ni Oseas, sinakup ti emperador ti Asiria ti Samaria. Impanna a balud dagiti Israelita idiay Asiria. Pinagnaedna ti sumagmamano kadakuada iti siudad ti Hala, ti dadduma iti asideg ti karayan Habor iti daga ti Gozan ket ti dadduma kadagiti siudad ti Media... *(TBNDB)*

## III. Ang Pagkubkob At Pagkabihag Sa Judah

***2 Cronica 36:14-21 (588-586 BCE.)***

v14Sumama nang sumama ang mga pinuno ng Juda, ang mga pari at ang mga mamamayan. Tinularan nila ang kasuklam-suklam na gawain ng ibang bansa. Pati ang Templo sa Jerusalem na inilaan ni Yahweh para sa kanyang sarili ay kanilang nilapastangan. v15Gayunman, dahil sa habag ni Yahweh sa kanila at sa pagmamalasakit niya sa kanyang Templo, nagpatuloy siya sa pagpapadala ng mga sugo upang bigyan sila ng babala. v16Ngunit hinahamak lamang nila ang mga ito, pinagtatawanan ang mga propeta at binabale-wala ang mga babala ng Diyos. Dahil dito'y umabot sa sukdulan ang galit ni Yahweh sa kanyang bayan at hindi na sila makaiwas sa kanyang pagpaparusa. v17Dahil dito, ginamit niya ang hari ng Babilonia upang patayin sa tabak maging sa loob ng Templo ang kanilang mga kabataan. Wala itong iginalang, binata man o dalaga, kahit ang matatanda. Ipinaubaya sila ng Diyos sa kapangyarihan ng hari. v18Lahat ng kagamitan, malalaki at maliliit sa loob ng Templo ni Yahweh, pati ang kayamanang naroon, gayundin ang sa hari at mga opisyal nito ay dinala sa Babilonia. v19Sinunog nila ang Templo, winasak ang pader ng Jerusalem at ang malalaking gusali. Ang mahahalagang ari-arian doon ay sinunog din, at ang lahat ay iniwan nilang wasak. v20Ang mga hindi napatay ay dinala nilang bihag sa Babilonia. Inalipin sila roon ng hari at ng kanyang mga anak hanggang ang Babilonia ay masakop ng Persia. v21Ito ang katuparan ng pahayag ni Jeremias na ang lupain ay mananatiling tiwangwang sa loob ng pitumpung taon upang makapagpahinga.
*(MBB 2nd ed.)*

v14Maysa pay, tinulad dagiti papangulo ti Juda, dagiti papadi ken dagiti tattao ti aramid dagiti nasion iti aglawlawda; nagdaydayawda met kadagiti imahen ket natulawan ti Templo a pinagbalin ni Yahweh a nasantoan. v15Kayat ni Yahweh a Dios dagiti kapuonanda nga ispalen dagiti tattaona ken ti Templona, isu nga intultuloyna ti nangibaon kadagiti mangballaag kadakuada. v16Ngem rinabrabakda laeng dagiti naibaon ken dagiti profetana ket kinatkatawaanda ti aniaman nga ibagada. Nagangayanna, napunnoan ni Yahweh ket simged ti pungtotna kadagiti tattaona.
v17Imbaon ni Yahweh ti ari ti Babilonia a mangraut kadakuada. Pinatay ti ari dagiti lallaki nga agtutubo ti Juda iti Templo. Awan ti kinaasianna---ubbing wenno nataengan, lallaki wenno babbai, masakit wenno nasalun-at. Inyawat amin ida ti Dios iti pannakabalin ti ari. v18Sinamsam ti ari ti Babilonia ti amin nga alikamen iti uneg ti Templo agraman dagiti sanikua ti ari ken dagiti ofisialesna, ket impanna dagitoy idiay Babilonia. v19Pinuoranna ti Templo ken ti siudad agraman dagiti amin a palasio ken kinabaknang ti siudad, ket rinebbana dagiti bakud ti siudad. v20Impanna idiay Babilonia dagiti tattao a saan a napapatay. Sadiay, nagserbida a tagabu kenkuana ken kadagiti kaputotanna agingga a pimmigsa ti pagarian ti Persia. v21Ket natungpal ti sao ni Yahweh idi imbagana ken ni profeta Jeremias, "Aginananto ti daga iti uneg ti 70 a tawen a sukat dagiti Tawen a Panaginana a saan a nangilin." *(TBNDB)*

## IV. Ang Pagbabalik Sa Panahon Ni Ezra *(Muling Pagtatayo Ng Templo)*

### *Ezra 1:1-3 (538-516 BCE)*

v1Noong unang taon ng paghahari ni Ciro sa Persia, natupad ang sinabi ni Yahweh sa pamamagitan ni Propeta Jeremias nang udyukan ni Yahweh si Ciro na isulat at ipahayag sa buong kaharian ang utos na ito: v2"Ito ang utos ni Emperador Ciro, ng Persia: Ibinigay sa akin ni Yahweh, ang Diyos ng kalangitan, ang lahat ng kaharian sa buong daigdig at inatasan niya ako na ipagtayo ko siya ng templo sa Jerusalem na nasa Juda. v3Kayo na kanyang bayan, patnubayan nawa kayo ng inyong Diyos sa pagbabalik ninyo sa Jerusalem upang muling maitayo roon ang Templo ni Yahweh, ang Diyos ng Israel, ang Diyos na sinasamba sa Jerusalem. "" *(MBB 2nd ed.)*

v1Iti umuna a tawen a panagturay ni Ciro nga emperadora ti Persia, tinignay ni Yahweh ti ari tapno mangipaulog iti bilin a maibasa iti entero a pagarianna. Naaramid daytoy tapno matungpal ti sao ni Yahweh babaen ken ni profeta Jeremias. v2"Daytoy ti bilin ni Ciro nga Emperador ti Persia. Ti Apo a Dios ti langit ti nangisaad kaniak nga agturay iti entero a lubong. Imbagana kaniak a mangbangonak iti templo nga agpaay kenkuana idiay Jerusalem iti Juda. v3Sapay koma ta adda ti Dios kadakayo amin a tattaona. Inkayo idiay Jerusalem, ket bangonenyo manen ti Templo ti Apo a Dios ti Israel, ti Dios a pagdaydayawan idiay Jerusalem. " *(TBNDB)*

## V. Pagbabalik Sa Panahon Ni Nehemiah *(Muling Pagtatayo Ng Pader)*

### *Nehemiah 6:15-16; 9:36-38 (445 BCE)*

v15Pagkaraan ng limampu't dalawang araw na paggawa, natapos ang pader noong ikadalawampu't limang araw ng ikaanim na buwan. v16Nang mabalitaan ng aming mga kaaway sa mga bansang nakapaligid na tapos na ang aming trabaho, napahiya sila at napag-isip-isip nilang ito'y nagawa namin dahil sa tulong ng aming Diyos.
**ch.9:** v36Ngayon, sa lupaing ito na iyong ipinamana, sa lupaing ito na ang pagkain ay sagana, kami'y busabos at alipin.
v37Ang dahilan ay ang aming pagkakasala, kaya ang nagpapasasa sa ani ng bukid ay ang mga haring sa ami'y lumupig. Nasusunod nila anumang gustuhin, pati mga kawan nami'y inaangkin. O sukdulan na itong hirap namin! v38Dahil dito, kaming sambayanang Israel ay gumawa ng isang kasulatan ng sinumpaang kasunduan. Ito'y lubos na sinang-ayunan at nilagdaan ng aming mga pinuno, mga Levita at mga pari. " *(MBB 2nd ed)*

v15Iti maika-25 nga aldaw ti bulan ti Elul, nalpasmi a binangon ti bakud; 52 nga aldaw a nagtrabahokami. v16Idi madamag daytoy dagiti kabusormi kadagiti kabangibang a nasion, nabigbigda a naibabainda gapu ta ammo ti amin a nalpas ti trabaho babaen iti tulong ti Dios.

**ch.9:** v36Ita, tagabukamin iti daga nga intedmo kadakami, iti daytoy nadam-eg a daga a pagtaudan ti taraonmi.
v37Maited ti amin nga apit kadagiti ari nga insaadmo gapu ta nagbasolkami. Aramidenda ti kaykayatda kadakami ken kadagiti bakami, ket napalalo ti pannakaparigatmi.
v38Gapu kadagiti amin a napasamak, mangaramidkami iti maysa a kasuratan a masapataan ken patalgedan dagiti papangulo, Levita ken papadimi. " *(TBNDB)*

***Pangwakas:***

1. *Ano ang iyong mga natutunan sa pag-aaral ng kasaysayan ng Israel?*
2. *Memory verse**: 2 Kings 17:13***
3. *Susunod Na Aralin – **"Propesiya Sa Pagdating Ng Kaharian Ng Diyos"***

# Ang Propesiya Sa Pagdating Ng Kaharian Ng Diyos

(15th Lesson)

**Mga Layon:**

1. Ipaliwanag ang mga propesiya ukol sa pagdating ng kaharian.
2. Ihanda ang isipan patungkol sa kaharian sa Bagong Tipan.

**I. Ang Panaginip ni Nebucadnezar**

***Daniel 2:1-6***

v1Noong ikalawang taon ng paghahari ni
Nebucadnezar, siya ay nagkaroon ng
masamang panaginip. Kaya siya'y nababagabag
at hindi makatulog. v2Dahil dito, ipinatawag
niya ang lahat ng salamangkero, enkantador,
mangkukulam, at astrologo upang ipaliwanag
ang kanyang panaginip. v3Sinabi niya sa
kanila, "Nanaginip ako at ito ang
bumabagabag sa akin hanggang ngayon.
Ipaliwanag nga ninyo ang kahulugan ng aking
panaginip."
v4Sumagot ang mga astrologo sa wikang
Aramaico,a "Mabuhay ang hari! Sabihin po
ninyo ang panaginip at ipapaliwanag namin."
v5Sinabi ng hari sa mga astrologo, "Ipinag-
uutos kong sabihin muna ninyo ang aking
panaginip saka ninyo ipaliwanag. Kung hindi,
ipapapatay ko kayo at ipawawasak ang inyong
mga tahanan. v6Kapag nasabi naman ninyo at
naipaliwanag ang aking panaginip,
gagantimpalaan at pararangalan ko kayo. Kaya
sabihin na ninyo at ipaliwanag sa akin ang
aking panaginip." *(MBB 2nd ed)*

v1Iti maikadua a tawen a panagturay ni
Nebucadnesar, adda natagtagainepna a
nangriribuk unay kenkuana ken puon ti saanna
a nakaturturogan. v2Iti kasta, pinaayabanna
dagiti amin a mammuyon, salamangkero,
baglan ken managanito tapno ibagada ti
kaipapanan ti tagtagainepna. Idi dimmatagda,
v3kinuna ti ari kadakuada, "Mariribukanak iti
natagtagainepko. Kayatko a maammoan ti
kaipapananna."
v4Simmungbatda ket kinunada iti pagsasao
nga Arameo,a "Sapay koma ta agbiag ti Natan-
ok nga Ari iti agnanayon! Ibagam ti
tagtagainepmo ket ipalawagmi ti
kaipapananna."
v5Kinuna ti ari kadakuada, "Naikeddengkon a
no diyo maibaga kaniak ti tagtagainep ken ti
kaipapananna, marangrangkaykayto ket
marakrakto pay dagiti balbalayyo. v6Ngem no
maibagayo kaniak ti tagtagainep ken ti
kaipapananna, gunggonaankayo babaen ti
pannangtedko kadagiti sagut ken
pammadayaw. Ibagayo ngarud kaniak ita ti
tagtagainep ken ti kaipapananna."
*(TBNDB)*

## II. Inihayag Ng Diyos Kay Daniel Ang Hiwaga

***Daniel 2:16-20***

v16Dahil dito, nagpunta sa hari si Daniel at nakiusap na bigyan pa siya ng panahon at ipapaliwanag niya ang panaginip nito. v17Matapos payagan, umuwi si Daniel at sinabi kina Hananias, Misael at Azarias ang pangyayari. v18Hiniling niyang sama-sama silang manalangin sa Diyos ng kalangitan tungkol sa hiwagang iyon upang hindi sila patayin kasama ng mga matatalinong tagapayo ng Babilonia. v19Nang gabing iyon, sa pamamagitan ng pangitain ay inihayag ng Diyos kay Daniel ang nasabing hiwaga. Kaya't pinuri niya ang Diyos ng kalangitan. v20Ang sabi ni Daniel:
"Purihin magpakailanman ang pangalan ng Diyos, pagkat siya'y marunong at makapangyarihang lubos. *(MBB 2nd ed)*

v16Dinagdagus ni Daniel ti napan iti ari ket kiniddawna ti ad-adu a tiempo tapno maibagana kenkuana ti kaipapanan ti tagtagainep. v17Kalpasanna, nagawid ni Daniel ket impakaammona kada Hananias, Misael ken Azarias ti napasamak. v18Imbagana kadakuada nga agdawatda iti kaasi ti Dios ti langit tapno ipaltiingna kadakuada ti tagtagainep ket saanda a mairaman a mapapatay kadagiti mammagbaga iti Babilonia. v19Iti dayta a rabii, babaen iti maysa a parmata, naipakaammo ken ni Daniel ti nasao a palimed. Iti kasta, dinaydayawna ti Dios ti langit. Kinunana:
v20"Masirib ken mannakabalin ti Dios! Madaydayaw iti agnanayon awan inggana.*(TBNDB)*

## III. Ang Paliwanag Ni Daniel Sa Panaginip Ng Hari

***Daniel 2:31-45***

v31"Mahal na hari, ang nakita ninyo ay *isang malaki at nakakasilaw na rebulto.* Nakatayo ito sa inyong harapan at nakakatakot pagmasdan. *v32Ang ulo nito ay lantay na ginto, at pilak ang dibdib at mga bisig. Tanso naman ang tiyan at mga hita nito. v33Ang mga binti ay bakal at ang mga paa ay pinaghalong bakal at putik. v34Habang pinagmamasdan ninyo ito, may batong natipak sa bundok na bumagsak sa mga paa ng rebulto at nadurog ang mga paa. v35Pagkatapos, nadurog ding lahat ang bakal, putik, tanso, pilak, at ginto. Naging parang ipa ito at tinangay ng hangin at walang naiwan kahit bakas. Samantala, ang tipak ng batong bumagsak dito ay naging isang napakalaking bundok na pumuno sa buong daigdig.* *(MBB 2nd ed)*

v31"Natagtagtagainepmo, O Ari, ti maysa a dakkel nga estatua a naraniag ken agrimrimat. Nagtakder iti sangoanam ket nakabutbuteng a matmatan. v32Puro a balitok ti ulona. Pirak ti barukong ken takkiagna, ket bronse ti tian ken dagiti luppona. v33Landok dagiti gurongna; landok ken damili dagiti sakana. v34Idi kitkitaem ti estatua, adda dakkel a bato a nagreggaay iti bantay. Nagdisso ti bato kadagiti landok ken damili a saka ti estatua, ket naburburakda. v35Dagus a narumrumek ti landok, damili, bronse, pirak ken balitok; nagbalinda a kasla tapok iti pagtaltagan no tiempo ti kalgaw. Nayanginda amin ket pulos nga awan ti nabati a paset ti estatua. Ngem nagbalin a dakkel a bantay daydi bato a nagdisso iti estatua, ket nadappatanna ti entero a daga. *(TBNDB)*

v36"Mahal na hari, iyan po ang inyong panaginip, at narito naman ang kahulugan: v37Kayo po ang pinakadakila sa lahat ng mga hari. At kayo po ay pinagkalooban ng Diyos sa langit ng kaharian, kapangyarihan, lakas, at karangalan. v38Niloob ng Diyos na masakop ninyo ang lahat ng tao, hayop, at ibon sa lahat ng dako. *Kayo ang ulong gintong iyon. v39Ang susunod sa inyo ay ang ikalawang kaharian na mas mahina kaysa inyo. Pagkatapos, lilitaw ang pangatlong kaharian na isinasagisag ng tanso, at sasakupin nito ang buong daigdig. v40Ang pang-apat na kaharian ay sintigas ng bakal. Katulad ng nagagawa ng bakal, dudurugin ng kahariang ito ang buong daigdig.*

v**41**Ang kahulugan naman ng nakita ninyong mga paa na yari sa bakal at putik ay ito: mahahati ang kaharian ngunit mananatili ang tigas ng bakal sapagkat ito'y nakahalo sa putik. v**42**Ganito naman ang kahulugan ng mga paang yari sa pinaghalong bakal at putik: May bahagi itong matibay at may bahagi namang marupok. v**43**Ang kahulugan ng pinagsamang bakal at putik ay pag-aasawa ng magkakaibang lahi; ngunit hindi ito magtatagal kung paanong hindi maaaring paghaluin ang bakal at putik. v**44**Sa panahon ng mga haring iyon, ***<u>ang Diyos sa kalangitan ay magtatatag ng isang kahariang</u>*** hindi maibabagsak kailanman, ni masasakop ninuman. Dudurugin nito at ganap na wawasakin ang iba pang kaharian, at mananatili ito magpakailanman. Kaya't hindi na makakabangon ang mga iyon kahit kailan. v**45**Katulad ito ng inyong nakitang tipak ng bato na dumurog sa rebultong yari sa bakal, putik, tanso, pilak, at ginto. Mahal na hari, ang mangyayari sa hinaharap ay ipinapaalam na sa inyo ng dakilang Diyos. Ito po ang inyong panaginip at tiyak ang kahulugan nito." *(MBB 2nd Ed.)*

v36"Daytoy ti tagtagainepmo ket daytoy met ti kaipapananna. v37Sika, Apo, ti katan-okan kadagiti amin nga ari. Pinagbalinnaka ti Dios ti langit nga ari ket inikkannaka iti pannakabalin, bileg ken dayaw. v38Pinagturaynaka iti amin a tao, animal ken tumatayab iti amin a lugar. Sika ti ulo a balitok. v39Kalpasan ti panagturaymo, tumaudto ti sabali nga imperio, ngem saanto a mannakabalin a kas iti pagariam. Kalpasanna, addanto tumaud a maikatlo nga imperio a bronse a mangituray iti entero a daga. v40Natangkento met a kas iti landok ti maikapat a pagarian. No kasano ti panangburak ken panangdadael ti landokb iti amin, kastanto ti panangburak ken panangrumek daytoy a pagarian kadagiti immun-una a pagarian.

v**41**Nakitam met a naglaok a damili ken landok dagiti saka ken ramayna. Kayatna a sawen, a mabingbingayto a kas imperio. Ngem natangkento a kas iti landok, uray no naglaok a landok ken damili. v**42**Kastoy met ti kayat a sawen ti sakana a naaramid iti naglaok a landok ken damili: napigsanto ti pagarian, ngem nalakanto a marpuog. v**43**Nakitam pay a naglaok ti landok ken damili. Kayatna a sawen a padasento dagiti agtuturay a pagkaykaysaen dagiti familiada babaen iti panagiinnasawada, ngem didanto agtalinaed iti kasta a kasasaad kas iti saan a mabalin a panaglaok ti landok ken damili. v**44**Iti panawen dagitoy nga agturay, mangipasdekto ti Dios ti langit iti pagarian a pulos a dinto agpatingga. Saanto a maparmek dayta a pagarian ngem ibusannanto dagiti amin a pagarian. Isu laeng ti agpaut iti agnanayon. v**45**Nakitam a nargaay ti bato manipud iti bantay ket rinumrumekna ti estatua a landok, bronse, damili, pirak ken balitok. Ipakaammo ti naindaklan a Dios iti Natan-ok nga Ari ti mapasamak iti masakbayan. Imbagak ti pudno a tagtagainepmo ken ti napaypayso a kaipapananna." *(TBNDB)*

## IV. Ngunit Nang Sumapit Ang Takdang Panahon (Gal.4:4)

***Luke 2:1-5***

**v1**Nang panahong iyon, iniutos ni Emperador Augusto na magkaroon ng sensus sa lahat ng nasasakupan ng Imperyo ng Roma. v2Ang unang sensus na ito ay ginawa nang si Cirenio ang gobernador ng Siria. v3Kaya't umuwi ang bawat isa sa sari-sariling bayan upang magpatala. v4Mula sa Nazaret, isang lunsod sa Galilea, si Jose ay pumunta sa Judea, sa Bethlehem na bayang sinilangan ni Haring David, sapagkat siya'y mula sa angkan ni David. v5Kasama niyang umuwi upang magpatala rin si Maria na kanyang magiging asawa, na noon ay kabuwanan na. *(MBB 2nd Ed.)*

**v1**Kadagidi nga aldaw, impaulog ni Emperador Augusto ti bilin a mailista ti amin nga umili iti Imperio ti Roma. v2Daytoy ti umuna a sensus a naaramid idi madama a gobernador ni Kirenio idiay Siria. v3Iti kasta, napan ti tunggal maysa iti ilina tapno agpailistada. v4Agsipud ta nagtaud ni Jose iti kaputotan ni David, pimmanaw iti ili a Nazaret idiay Galilea, ket napan iti ili a Betlehem idiay Judea. Idiay Betlehem ti nakayanakan ni ari David. v5Kadua ni Jose ni Maria a naitulag nga asawaenna iti panagdaliasatna. Masikog idi ni Maria. *(TBNDB)*

### ( NIV STUDY BIBLE : Visions In Daniel )




***Pangwakas:***

1. *Paano ipinakilala ang Diyos sa kasaysayan ni Daniel?*
2. *Memory Verse:* ***Jeremias 33:26***
3. *Susunod Na Aralin: "**Ang Propesiya Tungkol Sa Bagong Tipan**"*

# Ang Propesiya Tungkol Sa Bagong Tipan

(16th Lesson)

**Mga Layon:**

1. Ipaliwanag ang pangako ng Diyos tungkol sa Pagbabago ng Tipan.
2. Ipaliwanag kung kanino ang mga pangakong ito.
3. Ipaunawa kung paano tayo makakabahagi sa mga pangakong nakapaloob dito.

**I. Ang Propesiya Tungkol Sa Pagbabago Ng Tipan.**

***Jeremiah 31:31-34***

v31Sinasabi ni Yahweh, "Darating ang
panahon na gagawa ako ng bagong tipan
sa Israel at sa Juda. v32Ito'y hindi tulad ng
kasunduang ginawa ko sa kanilang mga
ninuno, nang ilabas ko sila sa Egipto.
Bagama't para akong isang asawa sa
kanila, sinira nila ang kasunduang ito.
v33Ganito ang gagawin kong kasunduan
sa bayan ng Israel pagdating ng panahon:
Itatanim ko sa kanilang kalooban ang
aking kautusan; isusulat ko ito sa kanilang
mga puso. Ako ang kanilang magiging
Diyos at sila ang aking magiging bayan.
v34Hindi na nila kailangang turuan ang
isa't isa at sabihing, 'Kilalanin mo si
Yahweh'; sapagkat ako'y makikilala
nilang lahat, mula sa pinakaaba hanggang
sa pinakadakila, sapagkat patatawarin ko
sila sa kanilang kasalanan at kalilimutan
ko na ang kanilang kasamaan." *(MBB 2nd ed.)*

v31Kuna ni Yahweh, "Dumtengen ti
tiempo a mangaramidak iti baro a
katulagak kadagiti Israelita ken kadagiti
tattao ti Juda. v32Saanto a kas iti
pannakitulagko kadagidi kapuonanda idi
iruarko ida idiay Egipto. Uray no arigko
iti maysa nga asawa kadakuada,
sinalungasingda ti katulaganmi. v33Inton
dumteng dayta a tiempo, kastoyto ti
pagtutulaganmi kadagiti Israelita:
Ikabilkonto ti lintegko iti panunotda ket
isuratkonto iti pusoda. Siakto ti Diosda ket
isudanto dagiti tattaok. v34Saanton a
masapul nga isuroda dagiti kaarruba ken
kailianda a mangammo ken ni Yahweh.
Ammodakto amin a tattao, natan-ok man
wenno nanumo. Pakawanekto dagiti
basolda, ket lipatekton dagiti dakes nga
inaramidda. Siak, ni Yahweh, ti nagsao iti
daytoy." *(TBNDB)*

**II. Pagpapaliwanag Ng Propesiya Ni Propeta Jeremias**

**A. Bakit Kailangan Ng Bagong Tipan?**

**v32Ito'y hindi tulad ng*
*kasunduang ginawa ko sa kanilang mga*
*ninuno, nang ilabas ko sila sa Egipto.*
*Bagama't para akong isang asawa sa*
*kanila, sinira nila ang kasunduang ito…*

*v32Saanto a kas iti*
*pannakitulagko kadagidi kapuonanda idi*
*iruarko ida idiay Egipto. Uray no arigko*
*iti maysa nga asawa kadakuada,*
*sinalungasingda ti katulaganmi…*

## B. Ano Ang “Bago” Sa Bagong Tipan Na Ito?

### *1. Ang Dating Pangako at Tipan Ng Diyos Sa Israel, Bilang Bayan Ng Diyos, Na Pinagtibay at Pinapaging-Bago (Renewal)*

**v33Ganito ang gagawin kong kasunduan sa bayan ng Israel pagdating ng panahon: Itatanim ko sa kanilang kalooban ang aking kautusan; isusulat ko ito sa kanilang mga puso. Ako ang kanilang magiging Diyos at sila ang aking magiging bayan.*

*v33Inton dumteng dayta a tiempo, kastoyto ti pagtutulaganmi kadagiti Israelita: Ikabilkonto ti lintegko iti panunotda ket isuratkonto iti pusoda. Siakto ti Diosda ket isudanto dagiti tattaok.*

***Ezekiel 11:16-20***

v16Kaya, ganito ang sabihin mo sa kanila: 'Pinangalat ko sila sa iba't ibang dako kaya maaari nila akong sambahing pansamantala saanman sila napatapon.' v17Sabihin mo na muli ko silang titipunin mula sa mga bansang kinatapunan nila at ibibigay kong muli sa kanila ang lupain. v18At pagbalik nila roon, aalisin nila ang mga kasuklam-suklam na mga bagay roon. v19Bibigyan ko sila ng bagong puso at bagong espiritu. Ang masuwayin nilang puso ay papalitan ko ng pusong masunurin v20upang lumakad sila ayon sa aking mga tuntunin at sumunod sa aking mga utos. Sa gayon, *magiging bayan ko sila at ako ang kanilang magiging Diyos.* *(MBB 2nd ed)*
***(cf. 36:26-28; Deut.6:6)***

v16"Ita, ibagam daytoy kadagiti kaduam a napagtalaw. Siak ti nangibaon kadakuada nga agnaed kadagiti adayo a pagilian ket inwarawarak ida kadagiti nadumaduma a nasion. Nupay kasta, siakto ti agpaay a santuarioda bayat ti kaaddada iti sadinoman a pagilian a nakaipananda. v17"Ibagam ngarud kadakuada ti saok, siak nga Apo a Dios. Iruarkonto ida kadagiti nasion a nakaiwarawaraanda ket isublikto kadakuada ti daga ti Israel. v18Inton dumtengda, masapul nga ikkatenda dagiti amin a narugit ken makarimon nga imahen a masarakanda. v19Ikkakto ida iti baro a puso ken baro a panunot. Ikkatekto ti bimmato a pusoda ket sukatakto iti puso a natulnog. v20Iti kasta, annurotendanto dagiti lintegko, ket tungpalendanto a sipapasnek dagiti bilinko. Isudanto dagiti tattaok, ket siakto ti Diosda. *(TBNDB)*

### *2. Sino-sino Ang Magiging Kabilang Sa Bagong Tipan Na Ito*

**v34a Hindi na nila kailangang turuan ang isa't isa at sabihing, 'Kilalanin mo si Yahweh'; sapagkat ako'y makikilala nilang lahat, mula sa pinakaaba hanggang sa pinakadakila,*

*v34Saanton a masapul nga isuroda dagiti kaarruba ken kailianda a mangammo ken ni Yahweh. Ammodakto amin a tattao, natan-ok man wenno nanumo.*

***Jeremiah 24:7***

v7Makikilala nila na ako si Yahweh; sila'y *magiging aking bayan at ako ang magiging kanilang Diyos,* sapagkat buong puso silang *magbabalik-loob sa akin*
*(MBB 2nd ed.)*

v7Riingekto ti riknada nga agtarigagay a mangammo a siak ni Yahweh. Agbalindanto a tattaok ket siakto ti Diosda agsipud ta agsublidanto kaniak iti amin a pusoda. *(TBNDB)*

### *3. Anong Uri Pagpapatawad Ang Tatanggapin Sa Bagong Tipan Na Ito?*

**34b …sapagkat patatawarin ko sila sa kanilang kasalanan at kalilimutan ko na ang kanilang kasamaan."*

*Pakawanekto dagiti basolda, ket lipatekton dagiti dakes ngainaramidda. Siak, ni Yahweh, ti nagsao iti daytoy."*

***Jeremiah 50:20***

v20Darating ang araw na lubusang mapapawi ang kasamaan ng Israel at ng Juda, sapagkat patatawarin ko *ang nalabi* na aking iniligtas." *(MBB 2nd ed.)*

v20Inton dumteng dayta a tiempo, awanton ti basol a masarakan iti Israel ken ti kinadakes idiay Juda agsipud ta pakawanekto dagiti inispalko a tattao. Siak, ni Yahweh, ti nagsao iti daytoy." *(TBNDB)*

## C. Kanino Partikular Na Ginawa At Ibinigay Ang Bagong Tipan?

**v31Sinasabi ni Yahweh, "Darating ang panahon na gagawa ako ng bagong tipan sa Israel at sa Juda.*

**v33Ganito ang gagawin kong kasunduan sa bayan ng Israel pagdating ng panahon:*

*v31Kuna ni Yahweh, "Dumtengen ti tiempo a mangaramidak iti baro a katulagak kadagiti Israelita ken kadagiti tattao ti Juda.*
*v33Inton dumteng dayta a tiempo, kastoyto ti pagtutulaganmi kadagiti Israelita:*

***Jeremiah 33:23-26***

v23Ganito ang sinabi ni Yahweh kay Jeremias: v24"Hindi mo ba napapansin na sinasabi ng mga tao, itinakwil ko raw ang dalawang angkang hinirang ko? Kaya hahamakin nila ang aking bayan at hindi na ituturing na isang bansa. v25Ngunit sinasabi ko naman*: Kung paanong itinakda ko ang araw at gabi at ang tiyak na kaayusan sa langit at sa lupa,* ***v26 mananatili rin ang aking pangako sa lahi ni Jacob at sa lingkod kong si David***. Magmumula sa angkan ni David ang hihirangin kong maghahari sa lahi nina Abraham, Isaac at Jacob. Ibabalik ko ang kanilang kayamanan at sila'y aking kahahabagan." *(MBB 2nd ed.)*

23Kinuna kaniak ti Apo, v24"Saanmo aya a nadlaw ti kunkuna dagiti tattao a linaksidko ti Israel ken Juda dagiti dua a familia a pinilik? Iti kasta, lalaisenda dagiti tattaok ken saandan nga ibilang ida a nasion. v25Ngem siak, ni Yahweh, kas iti panangituyangko ti aldaw ken rabii, dagiti annuroten ti daga ken ti tangatang, v26kastanto met ti panangtungpalko iti nakitulagak kadagiti kaputotan ni Jacob ken ni David nga adipenko. Pumiliakto iti maysa a kaputotan ni David a mangituray kadagiti kaputotan ni Abraham, ni Isaac ken ni Jacob. Kaasiakto dagiti tattaok ket parang-ayekto manen ida." *(TBNDB)*

## III.. Paano Naman Ang Mga Taga Ibang Bansa Na Tulad Natin?
### *Efeso 2:12-13,17-19*

v12Noong panahong iyon, hiwalay kayo kay Cristo, hindi kabilang sa bayang Israel, at hindi saklaw ng tipan na nababatay sa mga pangako ng Diyos. Noo'y nabubuhay kayo sa mundo na walang pag-asa at walang Diyos. v13Ngunit ngayon, dahil sa inyong pakikipag-isa kay Cristo Jesus, kayo na dati'y malayo sa Diyos ay inilapit sa pamamagitan ng dugo ni Cristo.

**v17**Naparito nga si Cristo at ipinangaral niya sa lahat ang Magandang Balita ng kapayapaan, sa inyong mga Hentil, at sa inyong mga Judio.
v18Dahil kay Cristo, tayo'y kapwa nakakalapit sa presensya ng Ama sa pamamagitan ng iisang Espiritu.
v19Samakatuwid, hindi na kayo dayuhan o taga-ibang bansa, kundi kababayan na ng mga hinirang ng Diyos at kabilang sa kanyang sambahayan. *(MBB 2nd ed)*

v12Naisinakay idi ken Cristo. Ganggannaetkayo idi ket saankayo a naibilang kadagiti napili a tattao ti Dios. Saankay a nairaman kadagiti katulagan ti Dios kadagiti tattaona ken naibatay kadagiti karina kadakuada. Nagbiagkayo ditoy lubong nga awanan namnama ken awanan pannakainaig iti Dios. v13Ngem ita, babaen ti pannakikaysayo ken ni Cristo Jesus, dakayo nga adayo idi, nayasidegkayo gapu ta natay ni Cristo a kas sakrifisio iti krus.
**v17**Immay ni Cristo a nangikasaba iti Naimbag a Damag ti kappia kadagiti amin a tao---kadakay a Hentil nga adayo iti Dios ken kadagiti Judio nga asideg kenkuana. v18Gapu ken Cristo, mabalintay amin ti umasideg iti Ama, Judio man wenno Hentil, babaen iti maymaysa nga Espiritu.v**19**Ngarud, saankayon a ganggannaet wenno sangsangaili. Agkakailiankayon kadagiti tattao ti Dios. Kamkamengkayon iti familia ti Dios.
*(TBNDB)*

## IV. Kailan Naitatag Ang Bagong Tipan?
### Hebreo 9:15-18

v**15**Kaya nga, si Cristo ang tagapamagitan ng bagong kasunduan. Sa pamamagitan ng kanyang kamatayan, ipinatawad ang paglabag ng mga tao noong sila'y nasa ilalim pa ng naunang kasunduan. Dahil dito, makakamtan ng mga tinawag ng Diyos ang walang hanggang pagpapala na kanyang ipinangako.
v**16**Kapag may testamento, kailangang mapatunayang patay na ang gumawa niyon,
v**17**sapagkat ang testamento ay walang bisa habang buhay pa ang gumawa; magkakabisa lamang iyon kapag siya'y namatay na.
v**18**Maging ang naunang kasunduan ay hindi pinagtibay kung hindi sa pamamagitan ng dugo ng mga hayop na inihandog. *(MBB 2nd Ed.)*

v**15**Ket gapu itoy isu ti mangibabaet iti maysa a baro a tulag; ta idinto nga adda maysa a natay a maipuon iti pannacasubbot dagiti salsalungasing babaen daydi immuna a tulag, dagiti naayaban awatenda coma ti naicari a tawiden iti agnanayon.
v**16**Ta no adda testamento, masapul ti pacakitaan ti ipapatay ti nagtestar.
v**17**Ta ti testamento adda bilegna iti calpasan ti ipapatay; ta awan ti aniaman a pategna no sibibiag pay ti nagtestar.
v**18**Gapuna uray daydi immu~na a tulag saan a naconsagrar nga awan dara. *(TSB)*

**Pangwakas:**
1. Gaano kahalaga ang Bayang Israel sa Bagong Tipan?
2. Memory Verse: ***Efeso 2:12-13***

# Efeso 2:12 – 13

*v12Noong panahong iyon, hiwalay kayo kay Cristo, hindi kabilang sa bayang Israel, at hindi saklaw ng tipan na nababatay sa mga pangako ng Diyos. Noo'y nabubuhay kayo sa mundo na walang pag-asa at walang Diyos. v13Ngunit ngayon, dahil sa inyong pakikipag-isa kay Cristo Jesus, kayo na dati'y malayo sa Diyos ay inilapit sa pamamagitan ng dugo ni Cristo.*



# Ang Magandang Balita
# Ng Kaharian Ng Diyos
(17th Lesson)

**Mga Layon:**
1. Maunawaan ang kahulugan ng Magandang Balita.
2. Maipadama ang kahalagahan nito.

## I. Kahulugan Ng Magandang Balita

***basar*** *-- to bear news, to bear tidings, to publish, to preach, to show forth a)1) to gladden with good news 2)to bear news 3)to announce (salvation) as good news, to preach b)to receive good news*

***(The Online Bible Thayer's Greek Lexicon and Brown Driver & Briggs Hebrew Lexicon, Copyright (c)1993,.)***

### *A. Sa Lumang Tipan*

***Isaiah 52:7-10***

v7O kay gandang pagmasdan sa mga kabundukan, ang sugong dumarating upang ipahayag ang kapayapaan, at nagdadala ng Magandang Balita. Ipahahayag niya ang tagumpay at sasabihin:
"Zion, ***ang Diyos mo ay naghahari!"***
v8Narito! Sisigaw ang nagbabantay,
dahil sa galak, sama-sama silang aawit;
makikita nila si Yahweh na babalik sa Zion.
v9Magsiawit kayo, mga guhong pader nitong Jerusalem; sapagkat inaliw ng Diyos ang hinirang niyang bayan; iniligtas na niya itong Jerusalem.
v10Sa lahat ng bansa, makikita ng mga nilalang, ang kamay ni Yahweh na tanda ng kalakasan; at ang pagliligtas ng ating Diyos tiyak na mahahayag. *(MBB 2nd ed)*

v7Nagpintas ketdin nga imatangan
ti naibaon a sumungsungad iti bantay!
Umayna ipakaammo kadagiti kabambantayan
ti naimbag a damag ti kappia!
Ipakaammona ti balligi ket kunana,
"Agarin ti Diosmo, Sion!"
v8Agpukpukkaw dagiti guardia ti siudad,
sangsangkamaysada nga umkis iti ragsak!
Makitada a silalatak
ti panagsubli ni Yahweh iti Sion!
v9Agdir-ikayo gapu iti rag-o,
dakayo a narpuog a disso ti Jerusalem!
Ispalento ti Apo ti siudadna,
ket liwliwaennanto dagiti tattaona.
v10Aramaten ti Apo ti bilegna a nasantoan;
isalakanna dagiti tattaona,
ket makita ti sangalubongan. *(TBNDB)*

***“"Gospel"***

*“... the word "gospel" carries two sets of resonances for Paul. On the one hand, the gospel Paul preached was the fulfilment of the message of Isaiah 40 and 52, the message of comfort for Israel and of hope for the whole world, because YHWH, the god of Israel, was returning to Zion to judge and redeem. On the other hand, in the context into which Paul was speaking, "gospel" would mean the celebration of the accession, or birth, of a king or emperor. Though no doubt petty kingdoms might use the word for themselves, in Paul's world the main "gospel" was the news of, or the celebration of, Caesar…”* - ***Paul's Gospel and Caesar's Empire by N.T.Wright***

**B. Sa Bagong Tipan**

# "Gospel"

*εὐαγγέλιον euaggelion **1) a reward** for good tidings **2) good tidings 2a) the glad tidings of the kingdom of God** soon to be set up, and subsequently also of Jesus the Messiah, the founder of this kingdom. After the death of Christ, the term comprises also the preaching of (concerning) Jesus Christ as having suffered death on the cross to procure eternal salvation for the men in the kingdom of God, but as restored to life and exalted to the right hand of God in heaven, thence to return in majesty to consummate the kingdom of God 2b) the glad tidings **of salvation through Christ** 2c) the proclamation **of the grace of God manifest and pledged in Christ** 2d) the gospel 2e) as the messianic rank of Jesus was proved by his words, his deeds, and his death**, the narrative of** the sayings, deeds, and death of Jesus Christ came to be called the gospel or glad tidings"* - ***Thayer's Greek Dictionary***

**1. Ano Ang Magandang Balita?**
**Roma 1:2-4**

v**2**Ang Magandang Balitang ito na ipinangako niya noong una pa man sa pamamagitan ng mga propeta, at sinasabi sa mga Banal na Kasulatan, v**3-4**ay **tungkol sa kanyang Anak,** ang ating Panginoong Jesu-Cristo. Tungkol sa kanyang pagiging tao, siya'y ipinanganak **mula sa lahi ni David**. At tungkol naman sa Espiritu ng kabanalan, ipinahayag siya bilang Anak ng Diyos sa pamamagitan ng isang makapangyarihang gawa, ang kanyang muling pagkabuhay. *(MBB 2nd Ed.)*

v**2**Nabayagen nga inkari ti Dios daytoy Naimbag a Damag a nailanad kadagiti Nasantoan a Sursurat. Inaramatna dagiti profeta a nangipakaammo iti daytoy. v**3**Daytoy Naimbag a Damag isu ti maipapan iti Anakna, ni Apotayo a Jesu-Cristo. No maipa-pan iti kinataona, nagtaud iti kaputotan ni David; v**4**no maipapan iti panagtaudna iti Dios ken kinasantona, naipakita babaen iti naindaklan a pannakabalin nga isu ti Anak ti Dios gapu iti panagungarna.(*TBNDB)*

**2. Magandang Balita Ng Kapanganakan Ng Haring Tagapagligtas**
***Mateo 1:1, 21-23***

v**1**Ito ang talaan ng mga ninuno ni Jesu-Cristo na mula sa angkan ni David na mula naman sa lahi ni Abraham.
v21Magsisilang siya ng isang batang lalaki at Jesus ang ipapangalan mo sa sanggol sapagkat ililigtas niya ang kanyang bayan sa kanilang mga kasalanan." v22Nangyari nga ang lahat ng ito upang matupad ang sinabi ng Panginoon sa pamamagitan ng propeta,
v23"Tingnan ninyo; 'Maglilihi ang isang birhen at magsisilang ng isang sanggol na lalaki, at tatawagin itong Emmanuel.' "
(Ang kahulugan nito'y "Kasama natin ang Diyos"). *(MBB 2nd Ed.)*

v**1**Daytoy ti libro ti kapuonan ni Jesu-Cristo a nagtaud iti kaputotan ni David, a nagtaud met iti kaputotan ni Abraham.
v21Ipasngaynanto ti maysa a lalaki ket panaganamto iti Jesus, agsipud ta isalakannanto dagiti tattaona kadagiti basbasolda."
v22Naaramid amin daytoy tapno matungpal ti insao ti Apo babaen iti profeta:
v23"Agsikogto ti birhen a balasang. Ipasngaynanto ti maysa a lalaki, ket mapanagananto iti Immanuel a kayatna a sawen, 'Adda kadatayo ti Dios.'"
*(TBNDB)*

## 3. Magandang Balita Ng Pagdating Ng Paghahari Ng Diyos

***Markos 1:14-15***

v14Nang ibinilanggo na si Juan, si Jesus ay nagpunta sa Galilea at ipinangaral doon ang <u>Magandang Balitang mula sa Diyos.</u>
v15Sinabi niya, "Dumating na ang takdang panahon. <u>Malapit nang maghari ang Diyos!</u> Kaya magsisi na kayo't talikuran ang inyong mga kasalanan. Paniwalaan na ninyo ang Magandang Balita!" *(MBB 2nd Ed.)*

v14Kalpasan ti pannakaibalud ni Juan, napan ni Jesus idiay Galilea. Inkaskasabana ti Naimbag a Damag a naggapu iti Dios.
v15"Dimtengen ti aldaw," kinunana. "Asidegen ti Pagarian ti Dios. Agbabawikayo kadagiti basbasolyo ket mamatikayo iti Naimbag a Damag."
*(TBNDB)*

## 4. Magandang Balita Ng Paghahari Ng Diyos Sa Kamatayan, Paglibing At Muling Pagkabuhay Ni Jesus *1 Corinto 15:1-4,22-25*

v1Mga kapatid, ngayo'y ipinapaalala ko sa inyo ang Magandang Balitang ipinangaral ko sa inyo. Iyan ang Magandang Balitang inyong tinanggap at naging saligan ng inyong pananampalataya. v2Naligtas kayo sa pamamagitan nito, kung matatag ninyong pinanghahawakan ang salitang ipinangaral ko sa inyo; dahil kung hindi, walang kabuluhan ang inyong pananampalataya.
v3Sapagkat ibinigay ko sa inyo itong pinakamahalagang katuruan na tinanggap ko rin: si Cristo'y namatay dahil sa ating mga kasalanan, bilang katuparan sa sinasabi sa Kasulatan; v4inilibing siya at muling nabuhay sa ikatlong araw, ayon din sa Kasulatan…;
**v22**Sapagkat kung paanong mamamatay ang lahat dahil sa kanilang kaugnayan kay Adan, gayundin naman, mabubuhay ang lahat dahil sa kanilang kaugnayan kay Cristo. v**23**Ngunit ang bawat isa'y may kani-kanyang takdang panahon. Si Cristo ang pinakauna sa lahat; pagkatapos, ang mga kay Cristo sa panahon ng pagparito niya. v**24**At darating ang wakas, kapag naibigay na ni Cristo ang kaharian sa Diyos Ama, pagkatapos niyang malupig ang lahat ng paghahari, pamahalaan at kapangyarihan. v**25**Sapagkat si Cristo'y dapat maghari hanggang sa malupig niya at lubusang mapasuko ang kanyang mga kaaway.
*(MBB 2nd Ed.)*

v1Kakabsat, kayatko nga ipalagip kadakayo ti Naimbag a Damag nga inkasabak kadakayo, nga inawatyo ket pagbatayan a sititibker ti pammatiyo.
v2Dayta ti ebanghelio nga inkaskasabak kadakayo. Isalakannakayo no salimetmetanyo---malaksid no barengbareng ti panamatiyo.
v3Inyawatko kadakayo ti kangrunaan nga inawatko: a natay ni Cristo gapu kadagiti basoltayo, kas nailanad iti Nasantoan a Surat; v4a naitanem ket napagungar iti maikatlo nga aldaw, kas nailanad iti Nasantoan a Surat…;
**22**Kas iti ipapatay ti amin a tao gapu iti pannakipagmaymaysada ken ni Adan, kasta met ti panagungarto ti amin a tao gapu iti pannakipagmaymaysada ken ni Cristo.
v**23**Ngem tunggal maysa iti batangna: umuna, ni Cristo; kalpasanna, dagiti tattaona, inton tiempo a yaayna. v**24**Ket umayto ti panungpalan. Pukawento ni Cristo ti amin a turay, amin a pannakabalin ken bileg, ket yawatnanto ti Pagarian iti Dios Ama.
v**25**Ta masapul nga agturay ni Cristo agingga a maparmek ti Dios ti amin a kabusorna.
*(TBNDB)*

## "CHRIST"

*"**anointed**," translates, in the Sept., the word "**Messiah**," a term applied **to the priests** who were anointed with the holy oil, particularly the high priest, e. g., Lev 4:3,5,16. **The prophets** are called hoi christoi Theou, "**the anointed of God,**" Ps 105:15. **A king of Israel** was described upon occasion as christos tou Kuriou, "**the anointed of the Lord**," 1 Sam 2:10,35; 2 Sam 1:14; Ps 2:2; 18:50; Hab 3:13; the term is used even of **Cyrus**, Isa 45:1.content of biblical message Acts 5:42*

*(**Vine's Expository Dictionary of Biblical Words**, Copyright (c)1985, Thomas Nelson Publishers)*

**5. Magandang Balita Ng Pagtatalaga Kay Jesus Bilang Panginoon Ng Lahat !**
***Romans 14:9***

v9Sapagkat si Cristo ay namatay at muling nabuhay upang maging Panginoon ng mga patay at ng mga buhay. *(MBB 2nd Ed.)*

v9Natay ken nagungar ni Cristo tapno isu ti Apo dagiti sibibiag ken dagiti natay. *(TBNDB)*

# "LORD"

***Kurios*** *- signifying "having power" (kuros) or "authority," is used as a noun, variously translated in the NT, "`Lord,' 'master,' 'Master,' 'owner,' 'Sir,' a title of wide significance,*

*(a) of an owner, disposal of anything, may-ari, amo*
*(b) of a master, i. e., one to whom service is due on any ground, panginoon,*
*(c) of an Emperor or King, Emperador, Hari*
*(e) as a title of respect addressed to a father, a husband, a master, a ruler, an angel, Acts 10:4; Rev 7:14;*
*(f) as a title of courtesy addressed to a stranger, paggalang, John 12:21; 20:15; Acts 16:30;*
*(g) kurios is the Sept. and NT representative of Heb. YHVH ('LORD' in Eng. versions), see Matt 4:7; James 5:11, e. g., of adon, Lord, Matt 22:44, and of Adonay, Lord, 1:22; it also occurs for Elohim, God, 1 Peter 1:25. (d) of idols, ironically, 1 Cor 8:5, cf. Isa 26:13;*

*(**Vine's Expository Dictionary of Biblical Words,** Copyright (c)1985, Thomas Nelson Publishers)*

**6. Magandang Balita Na Si Jesus Ay Muling Babalik Bilang Hukom Ng Lahat.**
***2 Tesalonica 1:8-10***

v8Darating siya sa gitna ng naglalagablab na apoy at paparusahan ang lahat ng hindi kumilala sa Diyos at hindi sumunod sa Magandang Balita ng ating Panginoong Jesus. *v9Ang parusa* sa kanila ay walang hanggang kapahamakan at mahihiwalay sila sa Panginoon at sa dakila niyang kapangyarihan. v10Mangyayari ito sa araw ng kanyang pagparito upang tanggapin *ang papuri* mula sa kanyang mga pinili at ang parangal ng lahat ng sumasampalataya sa kanya. Kabilang kayo roon sapagkat tinanggap ninyo ang Magandang Balitang ipinahayag namin sa inyo. *(MBB 2nd Ed.)*

v8Babaen iti gumilgil-ayab nga apuy, dusaennanto dagiti di mangbigbig iti Dios ken dagiti di agtulnog iti Naimbag a Damag maipapan ken ni Apotayo a Jesus. v9Madusadanto iti agnanayon a pannakadadael, ket maisinadanto iti sangoanan ti Apo ken iti dayag ti pannakabalinna. v10Mapasamakto daytoy inton umay iti dayta nga Aldaw tapno awatenna ti pannakaitan-ok nga aggapu kadagiti amin a tattaona ken pammadayaw nga aggapu kadagiti amin a mamati. Mairamankayto met kadakuada agsipud ta pinatiyo ti mensahe nga impakaammomi kadakayo. *(TBNDB)*

**7. Magandang Balita Ng Pagtatagumpay Ng Panginoon ng mga Panginoon at Hari Ng Mga Hari.**
***Pahayag 17:14***

v14Makikidigma sila laban sa Kordero ngunit sila'y matatalo nito, sapagkat ito ang Panginoon ng mga panginoon at Hari ng mga hari. Kasama niya sa tagumpay ang kanyang mga tinawag, pinili, at tapat na tagasunod." *(MBB 2nd ed.)*

v14Gubatendanto ti Kordero, ngem parmekento ida ti Kordero ken dagiti naayaban, napili ken mapagtalkan a pasurotna agsipud ta isu ti Apo dagiti appo ken Ari dagiti ar-ari." *(TBNDB)*

**8. Paano Tanggapin Ang Magandang Balita?**

***Markos 16:15-16***

v**15**At sinabi ni Jesus sa kanila, "Habang kayo'y humahayo sa buong mundo, ay ipangaral ninyo sa lahat ng tao ang Magandang Balita. v**16**Ang sinumang sumampalataya at mabautismuhan ay maliligtas, ngunit ang ayaw sumampalataya ay paparusahan. *(MBB 2nd Ed.)*

v**15**Ket kinunana cadacuada: incay iti isu-amin a lubong, ket icasabayo ti evangelio iti isu-amin a parsua.
v**16**Ket ti mamati ken ti mabautizaran, maisalacanto; ket ti saan a mamati, madusaanto.
*(TSB)*

***Pangwakas:***
*1. Si Jesus na ba ang nangunguna o naghahari sa iyo?*
*2. Memory Verse:* ***Markos 16:16***
*3. Next Lesson:* ***"Pagpasok Sa Kaharian Ng Dios"***




""**I.N.R.I".,** *letters abbreviating the Latin version of the inscription Pilate had affixed to Jesus' cross. The inscription, written in Hebrew, Latin, and Greek, read* ***"Jesus of Nazareth, King of the Jews"*** *(John 19:19-20). The first letters of the words of the Latin form,* ***"Iesus Nazarenus Rex Iudaeorum,"*** *occur frequently in art depicting the crucifixion of Jesus and on liturgical vestments and symbols."*

*(**HARPERCOLLINS BIBLE DICTIONARY**. Copyright © 1985, 1996 by The Society of Biblical Literature.)*

# *Ang Iglesya
## (Special Study #2)

**The Complete Word Study Dictionary: New Testament**

**CHURCH = *ἐκκλησία ekklēsia;***

***ekklēsias**, fem. noun from ekklētos (n.f.), **called out**, which is from ekkaleō (n.f.), to call out. It was a **common term for a congregation** of the ekklētoi (n.f.), the called people, or those called out or assembled in the public affairs of a free state, **the body of free citizens** called together by a herald which constituted the ekklēsia. In the NT, the word is applied **to the congregation of the people of Israel (Acts 7:38).** On the other hand, of the two terms used in the OT, sunagōgē seems to have been used to designate the people from Israel in distinction from all other nations (Acts 13:43 )*
*In **Heb. 10:25,** however, when the gathering of Christians is referred to, it is called **not sunagōgē, but episunagōgē**, with the prep. epi, upon, translated **"the assembling … together."** The Christian community was designated for the first time as the ekklēsia to differentiate it from the Jewish community, sunagōgē (Acts 2:47 [TR]). The term ekklēsia denotes the NT community of the redeemed in its twofold aspect. First, all who were called by and to Christ in the fellowship of His salvation, the church worldwide of all times, and only secondarily to an individual church ... Designated as the church of God; the body of Christ); the church in Jesus Christ); exclusively the entire church. Secondly, the NT churches, however, are also confined to particular places; to individual local churches. Ekklēsia does not occur in the gospels of Mark, Luke, John, nor the epistles of 2 Timothy, Titus, 1 and 2 John, or Jude. – **SPIROS ZODHIATES***

**A. Griegong Salita Na "Ekklesia."**
**1. *"Ek" – Out , " Kaleo" – I Call = "Called Out People"***
*Grupo ng taong tinawag o mga tinawag mula sa labas*

***1 Pedro 2:9-10***
v**9**Datapwat kayo ay isang lahing hinirang,
mga saserdote ng Hari, isang bansang
nakatalaga sa Diyos. Pinili kayo ng Diyos
upang maging kanya at maghayag ng mga
kahanga-hangang gawa niya. Siya rin ang
tumawag sa inyo mula sa kadiliman tungo sa
kanyang kagila-gilalas na kaliwanagan.
v**10**Dati-rati, kayo'y hindi bayan ng Diyos,
ngunit ngayon, kayo'y bayang hinirang niya.
Noon, pinagkaitan kayo ng habag, ngunit
ngayo'y sumasainyo ang kanyang awa. *(MBB)*

v**9**Ngem dakayo ti napili a puli. Papadikayo
nga agserbi iti Dios nga Ari. Nasionkayo a
nasantoan. Tattaonakayo ti Dios. Inruarnakayo
iti kasipngetan ket impannakayo iti
nakaskasdaaw a lawagna. Pinilinakayo a
nangipakaammo kadagiti nakaskasdaaw nga
aramidna. v**10**Saankay idi a tattao ti Dios,
ngem ita tattaonakayon. Diyo ammo idi ti
kaasi ti Dios, ngem ita inawatyon ti kaasina.
*(TBNDB)*

*Colosas 1:12-14*

v**12**na nagpapasalamat sa Ama, na ginawa niya tayong karapat-dapat na makabahagi sa mana ng mga banal sa kaliwanagan.
v**13**Iniligtas niya tayo sa kapangyarihan ng kadiliman at inilipat tayo sa kaharian ng kanyang minamahal na Anak,
v**14**na sa kanya ay mayroon tayong katubusan, na siyang kapatawaran ng mga kasalanan. *(ABAB)*

v**12**Agyamankayo iti Ama a namagbalin kadakayo a maikari a makipagtawid iti inkari ti Dios nga ited kadagiti tattaona iti pagarian ti
lawag. v**13**Inispalnatayo iti pannakabalin ti sipnget ket impannatayo iti pagarian ti
dungdungngoenna nga Anak. v**14**Babaen kenkuana nawayawayaantayo, kayatna a sawen, pinakawan ti Dios dagiti basoltayo. *(TBNDB*

**II. Paggamit Ng Salitang "Ekklesia" o Iglesya**

*Mga Gawa 7:37-38*

v**37**Ito'y yaong Moises, na nagsabi sa mga anak ni Israel, Palilitawin ng Dios sa inyo ang isang propeta na gaya ko, mula sa inyong mga kapatid.
v**38**Ito'y yaong naroon sa iglesia sa ilang na kasama ang anghel na nagsalita sa kaniya sa bundok ng Sinai, at kasama ang ating mga magulang: na siyang nagsitanggap ng mga aral na buhay upang ibigay sa atin: *(ABAB)*

v**37**Daytoy met la a Moises ti nagkuna kadagiti Israelita, 'Mangibaonto ti Dios iti maysa a profeta nga agtaud iti pagilianyo a kas iti panangibaonna kaniak.'
v**38**Isu daydi adda idiay let-ang a nakitaripnong kadagiti Israelita. Nakikadkadua kadagiti kapuonantayo agraman ti anghel a nagsao kenkuana idiay Bantay Sinai. Inawatna dagiti sibibiag a mensahe ti Dios tapno itedna kadatayo. *(TBNDB)*

*Mga Gawa 2:47*

v**47**na nagpupuri sa Diyos, at nagtatamo ng lugod sa lahat ng tao. At idinaragdag sa *kanila* ng Panginoon araw-araw ang mga naliligtas. *(ABAB)*

v**47**Nga intantan-ocda ti Dios ket pinadayawan ida dagiti amin nga umili. Ket ti Apo inayonna idi cadacuada nga inaldaw dagiti naisalsalacan. *(TBNDB)*

***Acts 2:47 NKJV***
***praising God and having favor with all the people. And the Lord added to the church daily those who were being saved.***

*Mga Gawa 9:31*

v**31**Kaya't ang iglesya sa buong Judea, Galilea at Samaria ay naging mapayapa at patuloy na nagpupuri sa Panginoon. Sa tulong at sa pakikisama ng Espiritu Santo, tumatag at dumami ang mga mananampalataya. *(ABAB)*

v**31**Iti casta, ti Iglesia naaddaan ti talna idi iti isu-amin a Judea ken Galilea ken Samaria, ket napabilegda; ket magmagnada iti buteng iti Apo ken babaen ti panangliwliwa ti Espiritu Santo, immaduda. *(TBNDB)*

